# NOVENA

NANG

CASANTO-SANTOSANG

# VIRGEN DE LOS REMEDIOS,

O

**INA NANG MANGA CAGAMUTAN:**

NANG MANGYARING MAG TAMO

**Nang Mabisa niyang Saclolo**

*sa lahat nang caniyang mañga cailañgan*

## HANGO

SA ISANG NOVENANG UICANG CASTILA,

na buhat sa Nueva España, na tinagalog nang M. R. P. Fr. MELCHOR FERNANDEZ, Vicario Foráneo sa provincia ng̃ Bulacan, at Cura Párroco sa bayan ng̃ Malolos.

*At sa carapatan na pahintulot ng mga puno.*




**MANILA**

TIP. DEL COL. DE STO. TOMÁS

**1914**

**SA CONVENTO NANG BAYANG MAALAT NAROROON ITONG NOVENANG ITO.**



## PARAAN NANG PAG-NONOVENA.

---

Ang tauong ibig gumaua nitong novena, ay aalinsunod dito sa m̃ga bilin: magcocompisal at maquiquinabang sa isang arao sa loob ng̃ novenario, na taglay ang lalong magaling na pagca gayac, na caniyang macacayanan, at pagca-asahang matibay cay María Santísima, na pacacamtan ang caniyang m̃ga hihing̃in, cundi malalabag sa calooban ng̃ Dios; at mang-yaring magagaua sa anomang panahon, at lalo pa sa m̃ga cafiestahan nitong di matingcaláng Reina, at lalo pa namang bucod tang̃i, sa catapusan ng̃ buan ng̃ Noviembre na ipinagdidiuang sa Simbahan ng̃ *Maalat*, ang fiesta nitong catamis-tamisang Iná nang mang̃a cagamutan: cundi mang-yaring magaua sa Simbahan, ay magágaua sa canicanilang bahay sa harapan ng̃ isang larauan nitong Señora, na magpacapilit maglincod sa caniya, mag-ing̃at ng̃ cabanalan ng̃ calinisan,

magpasaquit sa n͠ga sangcap n͠g catauan doon sa bagay na macahahad-lang sa caniyá, at pagpilitan pacailagan ang lahat na casalanang daquila, na ang caniyang puso't loob ay mahinguil na lamang sa Dios. At n͠g mapanunton sa mabuting paglalayag dito sa masigalót na dagat na tinatauid sa pagtun͠go sa ualang cahanganan, ay dapat nating gunitain parati ang camatayan lalo't higuit sa panahong hinaharap, na pauang sacuna, ligalig at hapis ang natatanao natin sa lahat n͠g pooc, upang sa pag-nonovenang ito sa di matingcalang Señora ay maipagmacaaua naman natin na alalayan tayo doon sa catacot-tacot na calagayan at pag-hihin͠galo na nacapan͠gin͠ginig sa lalong banal. At taglay ang m͠ga ganitong cahandaan ay pasimulan n͠g tanda nang Santa Cruz, at dasalin ang casunod na.

## PAGSISISI.

Nariripang Jesus, sa paa mong mahal
n͠gayo'i dumudulog ang macasalanan,
sa boong hinagpis ang hin͠gi at hintay,
ay ang pan͠gaco mo, na capatauaran.
Sa luhang marami't pag-sisising lubos
ang aquing ibig na'i dibdib ay pumutoc,
na para n͠ga n͠gayon, ang gaua cong buctot
iquinahahapis, iquinalulunos.
At sa ticang tunay ay nan͠gan͠gaco na,
pag-babagong buhay sa, tulong n͠g gracia,
sugatan cong Jesus at sa Cruz náripa,

laqui ñg iñgat mo't aco'i di balisa.
¿Anó ang nangyari, Pastor cong maguiliu?
quilala co nañga aquing pagca tacsil,
at yayang hayag na't di malilihim
ang casalanang co'i mñga gauang linsil,
laban ñga sa iyo, aco'i nag-salarin,
ó Pañginoon co, maaua sa aquin.

## UNANG ARAO.

*Panalañgin dadasalin sa arao arao.*

Cataas-taasang at di matingcalang Vírgen María ñg mñga cagamutan, maagos na ilog at bucál na palagui ñg mñga caauaan ñg Dios, na pinaniniclohoran ñg mñga Angeles at sinasamba ñg mñga Santos; sa mahal mo pong harapan at taglay ang puspos na cagaliñgan, ay nagpapatirapa ang lalong tacsil na capal, sa pag-aamo-amo po sa iyo, na caauaan mo itong iyong devoto; at ñg lalo ca pong mapilitan, calinis-linisang Iná ñg mñga macasalanan, aliu ñg mñga nagdadalamhati at mapag-ampon sa lahat ñg cailañgan, ay iquinucumpisal co po na aco'i tunay mong alipin: alalayan at saclolohan mo po acó, upang macapag lingcod po sa iyó at macamtan co ang hinihiñgi co sa novenang itó, cun maguiguing caibigan ñg iyong Anác na si Jesús, at cun mauucol sa capurihan at caloualhatian mo po. Siyá naua.

---

## PANALAN̄GIN.

Di matingcalang Reina, Iná nang caauaan, at Pan̄ginoon n̄g lahat na caaliuan, pamuti nang m̄ga Vírgenes, at ang lalong malinis sa lahat: sinasamba, iguinagalang at pinupuri po quitá, sa pagca binábala ca n̄g isang Angel sa m̄ga sacdal palad mo pong magulang, at ipinaglihi ca sa gracia mula sa unang sandali n̄g calinis-linisan mong pagca tauo: pacantan mo po sa aquin Señora, alang-alang dito sa tan̄ging caloob sa iyo na sa paraan n̄g maauain mong saclolo, ay maligtas aco sa casalanan, at mapalaman sa aquing puso ang m̄ga buhay na nasa sa pag lilingcod sa Anác mo po at cumapal sa aquin, at sa iyo naman Pan̄ginoon co, at ang biyaya na hinihin̄gi co po sa iyo sa novenang itó, cun mauucol sa caloualhatian n̄g Dios at sa capurihan mo po. Siyá naua.

*Panalan̄gin na ipag uauacás n̄g novena sa arao arao.*

Oh Vírgen María, Reina n̄g sangcalan̄gitán Pan̄ginoong Iná n̄g Dios, iniaamo co po sa iyo n̄g lalong puspos at mapacumbabang pag-galang, na ipagcamit mo po acó sa mahal mong Anac n̄g graciang hinihiling co sa iyó na pamahaguinan n̄g buhay na pananampalataya ang m̄ga di binyagan, lumaganap ang Santa Iglesia, pagca-

looban ñg matibay na pananatili ang ñga binyagan; pagcacasundo, ang mg̃a Hari't Príncipeng Cristianos; cagalin̄gan, ang mg̃a may saquit; catapan̄gan, ang man̄gaghihin̄galo; cabutihan, ang mg̃a panahon; cauacasan, ang lahat na mg̃a saquit ó caramdaman; pagca-sulong sa mg̃a caguinhauahan; pag-ibig sa cabanalan; pagca-poot sa mg̃a vicio ó masamang pan̄gan̄garal, pag-gayac sa camatayan, at ñg iyó pong tulong at casanto-santosang bendición doon sa mahigpit na pagsusulit sa hucuman ñg Anac mo pong Dios, upang sa pamamaguitan ñg iyó pong pagtatangquilic ay marapat caming maligaya sa Caniyá dian sa lan̄git, na pinaghaharian mo pong casama niya magpasa ualang hangan. Siyá naua.

*Sa balang arao ñg pagnonovena, ay magdarasal ñg siyam na* Ama namin *at* Aba Guinoong María *na may* Gloria Patri.

## ICALAUANG ARAO.

Vírgen María ñg mg̃a cagamutan, caganda-gandahan at cabait-baitang Abigail, lubos na olirán ñg mg̃a Confesores, at sacdal na lalo sa lahat, sinásamba at iguinagalang quita, sa pagca sumipot cang parang cariquit diquitan at maliuanag na Aurora, na namamalita ñg pag-dating ni Jesus, na Anac mong caibig-ibig at Mánanacop

namin; ipagcaloob mo po sa aquin, Señora na matanglauan ang aquing cáloloua ñg cálinaolinauan mong liuanag, mapalad na nañguñguna sa mahal mong Anac, ñg sa paraang itó, ay madapat acong tumangap sa caniya, at suma-aquin siya magpasa ualang hangan; ipagcaloob mo naman ang hinihiñgi co sa iyó sa novenang ito cun maguiguing caibigán po ñg Anac mong Dios, na nabubuhay at naghaharing casama ñg Amá, at sa caisahan ñg Espiritu Santo, magpasa ualang hangan. Siyá naua.

## IKATLONG ARAO.

Caamo-amoang María, Inang caibig-ibig, at lubhang maauain, carunung-dunuñgan Maestra ñg lahat na Doctores, at lalong naliliuanagan ñg carunuñgan ñg Dios, na mahiguit sa canilang lahat, sinásamba at iguinagalang po quita sa pagca inihayin ca sa Templo ñg Pañginoon, bago icao po, marañgal na Señora, ay ang cariquit-diquitan ca, at carapat dapatang templo ñg Santísima Trinidad; pacundañgan sa di masaysay na touang quinamtan mo pó noong maquita mo ang mahal mong Anac sa calaguitnaan ñg mga Doctores sa Templo; hinihiñgi co pó sa iyó, maauaing Señora, na ihayin mo po acó sa Macapangyarihan sa buhay na ito ñg aco'i umibig at mag lingcod sa caniya, at sa icalauang buhay, ñg aco'i magpuri

sa caniya mag pasa ualang hangan, pacamtan mo naman sa aquin, Señora, ang biyaya na hinihiñgi co sa iyo sa Novenang itó, cun maguiguing caibigán ñg Dios, &c.

## ICAPAT NA ARAO.

Lubhang macapangyarihan María, matibay na calacasan ñg mg̃a Mártires, at lalong matapang sa lahat; sinásamba at iguinagalang po quita, sa pagcat dahil sa calooban ñg Dios, ay iquinasal ca po sa capalad palarang Patriarca Señor S. Josė na sa calagayang iyán ay tinaglay mo po ang isang uagás na pamumuhay Angel: iniaamo co po sa iyo, Señora, na alang-alang sa mg̃a daquilang carapatán ñg malinis mong Esposo ay ipagcamit mo po acó sa iyong Anac ñg gayong calinisang icárapat ñg aquing caloloua na maguing Esposa niyá sa gracia, at matahan sa caliga-ligayang paquiquisama sa iyó, at mag auit sa iyó ñg mg̃a pagpupuri sa Santa Gloria, magpasá ualang hangan. Siyá naua.

## ICALIMANG ARAO.

Cabanal-banalang Vírgen, na quinoronahan ñg mg̃a bituin, maauain Iná ñg mg̃a mapalad na Santos Apostoles, sisidlang tinañgi na lalong marañgal sa canila; sinasamba at iguinagalang qui-

tá, sa pagca hinirang ca po na maguing Iná n̄g Divino Verbo, na nag catauang tauo sa calinis-linisan mong tiyan, na di nag maliu ang iyong pagca Vírgen, na itinanhal ca sa lalong mataás na calagayan, noong quiniquilala mo po't iyong sinasabi, di matingcaláng Señora, na icao ay alipin: alang-alang dito sa cataas-taasang Misterio ay iniaamo co po sa iyo Señora, na aco'i bahaguinan mo n̄g capacumbabaang loob, na ipinaguing dapat mong maguing Iná n̄g Dios, n̄g sa paraang itó ay marapat acong maguing anac mo sa gracia; at ang biyayang hinihin̄gi co po sa iyó, cun mauúcol sa capurihan n̄g Dios &c.

## ICAANIM NA ARAO.

Casanto-santosang Vírgen, malinis, malinao at maluningning na tanglao n̄g m̄ga Profetas, Organo n̄g Espiritu Santo, na lalong matinis at matinig sa lahat; sinásamba at iguinagalang quitá, naglalacbay na Vírgen, alang-alang sa malaquing pagcacauang-gaua n̄g paglalacád mo po sa m̄ga cabunducan, sa pag quita sa pinsan mong cay Santa Isabel at daquilang Profeta Precursor na si San Juan Bautista, na guinaua mo n̄ga, na sa iyong caparaanan, ay nalinis siyá sa salang original, at ang caniyang Ina'i na puno n̄g Espiritu Santo; iniaamo co po sa iyo Señora, nadalauin mo po aco n̄g iyong pag aampon, upang sa maa-

uain mong titig, ay tumacas ang m̃ga maiitim na anino ñg casalanan, at upang marapat acong mapuno ñg liuanag ñg Espíritu Santo, at ang biyayang hinihiñgi co, &c.

## ICAPITONG ARAO.

Caibig-ibig na Vírgen María, puno ñg hindi maulatang gracia, capurihan ñg m̃ga Patriarcas at lalong mapamuñga sa lahat; sinásamba at iguinagalang po quitá ó pacundañgan sa bulag na pag talima na iyo pong inialinsunod sa atas ñg Emperador, at noong sumapit na sa Belen, sa lubus na caduc-haan, ay ipinañganac mo ang Haring cataas-taasan buctong na Anac ñg Dios, at iyo naman sa isang pinag-iuang yuñgib, at sa isang maquipot na sabsaban ñg m̃ga hayop; na buhat doon ay pinuno mo po ñg catuaan ang sang calañgitan at ang sang daigdigan, at caluguran at casayahan, ang m̃ga Angeles at m̃ga tauo: alang-alang dito sa dimasaysay na catouaan, na sa oras na itong sacdal palad, ay quinamtan ñg iyong calinis-linisang caloloua, ay iniaamo co sa iyo, masanghayang Señora na aco'i bahaguinan ñg iyong casonoran, at ñg paguauacsi sa m̃ga bagay dito sa lupa, at ipagcaloob mo po ang biyayang hinihiñgi co dito sa novena, &c.

---

## ICAUALONG ARAO.

Lubhang maloualhating Vírgen María, Vírgeng puno n͠g gracia, Reina at Pan͠ginoon n͠g m͠ga Angeles, lalong mahiguit sa canila sa cabanalan at m͠ga tan͠ging caloob, sinasamba at iguinagalang quita, sa pagca n͠g macapagtago ca po na sa Egipto, ay ibinabala sa iyó n͠g isang Angel, na manumbalic ca na sa Nazaret, na casama ang malinis mong Esposo, at ang camahal-mahalang Anac mo: inaamo co po sa iyo, di matingcaláng Ester, na cun macaraan na ang m͠ga cahirapan, saquit at pan͠gin͠gibang bayan sa buhay na itó ay aco'i ipatnugot mo po doon sa bayan n͠g m͠ga mapapalad, sa bayang tahimic bagá n͠g caloualhatian, at ipagcaloob mo po ang biyaya na hinihin͠gi co dito sa pag nonovena, &c.

## ICASIAM NA ARAO.

Catamis-tamisan at di mating-calang Emperatriz n͠g calan͠gitan, at cabanal-banalang María at Iná n͠g aming Pan͠ginoong Jesucristo, lalong Santa at mataas na mahiguit sa lahat n͠g gerarquías; sinásamba at iguinagalang quita n͠g lalong manin͠gas na pagsinta n͠g aquing puso, dahil doon sa buhay na caaya-ayang iquinabubuhay mo po hangang sa sumapit yaong mapalad na arao, na

puno ñg caloualhatian at camahalan, ay itinanghal ca doon sa loclocan, na itinalaga po sa iyo ñg Santísima Trinida, na doon ca quinoronahan sa di matapos tapos na caloualhatian ñg pagca Reina at Pañginoon ñg lahat ñg Angeles at Santos: alang-alang sa malaquing catouaáng quinamtan ñg calinislinisan mong caloloua, ay inaamo co po sa iyó na ipagcamit mo po acó, sa caibig-ibig mong Anác na ang aquing buhay ay mapaquitulad, sa boo cong macacayanan, sa buhay mo, upang marapat acong mapasoc sa panonood ñg maloningning mong muc-ha at sumamba sa iyo diyan sa caaya-ayang Palacio ñg caloualhatian sa Lañgit; at tamuhin co ang biyayang hinihiñgi co dito sa pag nonovena. Siyá naua.

---

## DALIT

Tunay ca naming amponan
bitoin nang cabanalan.

*¡Oh Ina nang cagamutan*
*nang lahat naming ca-ilan̄gan!*

Ang tauo pagcacasala,
casira'i niyacap na,
at sa icaguiguinhaua
cagamuta,i, di macaquita:
Cundi ang Anac mong hirang
nag catauang tauong tunay
sa iyo,t, di namanchahan
ang mahal móng calinisan.

*Oh Ina. &c.*

Sa babala ni San Gabriel
sa Judea ca na tumangbing
doo,i, pinagpalang tambing,
ang anac n̄ga ni Isabel:
Sa tauo,i, iyong itinanghal
pagca Ina cang maran̄gal,
at ang magpa-cailan paman
parang arao na sumilang.

*Oh Ina. &c.*

Sa pag-aral nang pag-sunod
ay sa Belen ca nag-lagos,
doo,i, naquita mong lubos
hirap na hindi masayod:

At sa ualang patuñgohan
ang pagca Virgen mong mahal,
nañganac sa macapang-yarihan
iisa,t, ualang capantay.

*Oh Ina. &c.*

Sa Templo,i, nang ihayin na
Anac mo sa Dios Ama,
nagdamdam cang parang Ina
sa cay Simeong bad-ya:
Na-alio ca rin gayon man
nang matantong calooban
nang Dios nang cagaliñgan
na sinasamba saan man.

*Oh Ina. &c.*

Laqing saquit ang dinamdam
ang anac mo,t, nang maualay
sa siping mo,t, quinita naman
si San Juse ang caacbay:
Touang labis nang mamasdan
sa guitna nang catandaan
na sila,i, tinuroan
nang santo niyang aral.

*Oh Ina. &c.*

Sa aral ay paquiquinig
ni Jesus na uma apuit
naquita mong nalalapit
oras nang pagcacasaquit:
Huling paghapo,i, namasdan
at sa panalañgi,i, caauaan
binulay ang cababaan
libot man nang calilohan.

*Oh Ina. &c.*

Ang sa puri ay pag-sira
ni Jesus Dios na mistula,
hinalay, inalipusta,
catiisa,i, binulay mo n͠ga:
Pag-usig na lubhang ban͠gao,
pag-gapus at caganiran
tiniis na ualang capantay
dahil sa macasalanan.

*Oh Ina. &c.*

Nang manyari nang mahampas
lupit na ualang catulad,
dinamtan catauang masugat
nang pula, gulanit at uasac:
At tuloy pang pinutun͠gan
nang tinic nang caban͠gisan
yaong Corderong maalam
sa pag tubus ay laan.

*Oh Ina. &c.*

Ang malupit na pag-lait
hin͠gi ay pataing tiquis,
at si Jesus sa pag-titiis
sunod sa ovejang na uaglit:
Nagca suba-subasob man
sala nati,i, sa Cruz pinasan,
yayang ang caniyang caauaan
ang umaquit na ualang tahan.

*Oh Ina. &c.*

Ang mananacop sa sala
hubad, sugata,t, yacapan pa,
inibig na siya,i, naripa
dahil sa ati,i, pag-sinta:
Saquit na dili masaysay

pagca Ina mo,i, dinamdam
na dito ipina-aninao
sa pagsacop ay catouang.

*Oh Ina. &c.*

Pasio,i, nang macaraan
at matalo ang camatayan,
nag laan ang capalaran
si Cristo sa pagca-buhay:
¡Touang lubos ang quinamtan
sa iyong pamamanglao!
loual-hati,t, caaliuan
sa anac mo ay namasdan.

*Oh Ina. &c.*

Nang sumapit ang tacdang arao
sa banal na capisanan
humarap ca namang tunay
sa pag-aquiat sa calañgitan:
Libot nang Angeles na tanan,
at sa totoong pag mamahal
naquita nang bininyagan
sa toui na,i, pinapanghinapang.

*Oh Ina. &c.*

Ang pag-dating na inantay
nang Santo Espíritung mahal,
nanaog apoy ang cabagay
doon sa piling cauan:
Na icao ang tañging hirang,
nagtamó ang iyong dañgal
graciang lubos cabanalan,
pagca,t, nañgiñgiba pang bayan.

*Oh Ina. &c.*

Ang boong cacristianohan
inalio mo,t, sinaclolohan,
at sa capacumbabaan
lalo sa sangcatauohan:
Nang maquiat sa calañgitan
di mo rin pinapamanglao
ang lahat nang bininyagan,
sacdalan ca nilang tunay.

*Oh Ina. &c.*

Sa lahat nang quinapal
hari ca nilang marañgal,
taas nang iyong loclocan
sa Dios ang una lamang
Cataasa,t, caloualhatian
tinamó mo at quinamtan
sa Trinidad na mahal,
at icao,i, aming tacbohan.

*¡Oh! Ina nang cagamutan*
*nang lahat naming cailañgan.*

## *ANTIFONA.*

Mapalad na Iná, at calinis-linisang Vírgen María, mapag-ampon sa mña macasalanan, mapag-alio sa nañgag dadalamhati, caguinhauahan ñg mña may saquit, tamohin naua po, Señora, ang iyong saclolo sa mña cailañgan, ñg lahat na nañgag diriuang ñg catamistamisan mong pamagat na Iná ñg mña cagamutan.

P. Ipanalañgin mo po camí Vírgeng caguinhauahan ñg may mña saquit.

R. Nang cami m̃ga dapat magcamit ñg m̃ga pañgaco ni Cristo.

## PANALAÑGIN.

Idinadaing pó namin sayo, Pañginoon naming Dios na ipinagcaloob mo po sa aming m̃ga alipin mo, na mácamtan namin ang laguing casantosan cáloloa,t, catauan, at pacundañgan sa maloalhating pag-aampon ñg mapalad at parating Vírgen María ay maligtas din camí dito sa hinaharap na cahirapan, at tamohin namin ang catouaang ualang catapusan. Alang-alang cay Jesucristong aming Pañginoon, na na bubuhay at naquiqui pag Hari sa iyo, sa caisahan ñg Espíritu Santo, magpasa ualang hangán. Siyá naua.

*Sa catapusan ñg balang arao ñg pag nonovena, ay darasalin ang m̃ga Letanías.*

Jesús, José at María, ibinibigay co po sa inyó ang puso co't caloloua.

Jesús, José at María, alagaan po ninyo aco sa aquing huling paghiñgá.

Jesús, José at María, mamatay naua acó sa capayapaan na inyóng casama.

Jesús, María, tuluñgan po ninyo acó.

FIN.